# IKA-12 NG ENERO, MIYERKULES I

## Panalangin Sa Umaga

## PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang ating mga labi.**
At pupurihin ka ng aking bibig.

## PAANYAYA SA PANALANGIN ANTIPONA

**Halina at sambahin ang Diyos na may likha sa atin.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak. *(Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang. *(Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan. *(Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang. *(Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan." *(Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen. *(Antipona)*

## AWIT

Sa pagdating ng bagong umaga
Tulad ng awit nitong maya
Ating purihi't pasalamatan
D'yos na may dulot, lahat ng iyan.

Kahit ulan man, sinag ng araw,
Mula sa langit, sa ati'y alay.
Ating purihi't pasalamatan
D'yos na may dulot, lahat ng iyan.

Ating umaga, mayroong buhay
Tulad sa Eden, nang isilang
Ating purihi't pasalamatan
D'yos na may dulot, lahat ng iyan.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Panginoon, ang liwanag na taglay mo'y sa amin umaakay.

**Salmo 36**

*(Ang kasamaan ng makasalanan at ang kabutihan ng Diyos)*

Kasalana'y nangungusap sa puso ng masasama,
Sa ubod ng puso nila'y doon ito nagwiwika;
Tumatanggi ito sa Diyos at ni takot ito'y wala.

Ang palagay sa sarili, siya'y isang dakila na;
Ang akala'y hindi batid ng PANGINOON ang kanyang sala,
Kaya yaong iniisip, hindi siya magdurusa.

Kung mangusap ay masama at ubod nang sinungaling;
Dahop na ang karunungan sa paggawa ng magaling.

Masama ang binabalak samantalang nahihimlay,
Masama rin ang ugali, at isa pang kasamaa'y
Yaong laging inaakap ay gawaing mahahalay.

Ang wagas na pag-ibig mo, O PANGINOON, ay walang hanggan,
At ang iyong pagtatapat ay abot sa kalangitan.
Matuwid at matatag ka na tulad ng kabundukan,
Ang matuwid na hatol mo'y sinlalim ng karagatan;

Ang lahat ng mga tao't mga hayop na nilalang,
Sa tuwina'y kinukupkop ng mapagpala mong kamay.
O Diyos, yaong pag-ibig mo'y mahalaga at matatag,
Ang kalinga'y nadarama sa lilim ng iyong pakpak.

Sa pagkain ay sagana sa sarili mong tahanan;
Doon sila umiinom sa batis ng kabutihan.
Sa iyo rin nagmumula yaong lahat na may buhay,
Ang liwanag na taglay mo ay sa amin umaakay.

Patuloy mong kalingain ang sa iyo’y umiibig,
Patuloy mong pagpalain ang may buhay na matuwid.
Ang palalo’y h’wag tulutan na ako ay salakayin,
O ang mga masasamang gusto akong palayasin.

Yaong taong masasama’y masdan ninyo at nagupo!
Sa kanilang binagsakan, hindi sila makatayo.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Panginoon, ang liwanag na taglay mo’y sa amin umaakay.

**Antipona 2:** Ikaw, O Diyos, ay pupurihin sa taglay mong lakas.

**Awit: Judith 16:2-3a, 13-15**

*(Ang Diyos na Lumikha ang kumakalinga sa kanyang bayan)*

Purihin ang DIYOS, siya ay awitan,
Tugtugin ang tambol, gamitin ang pompiyang,
Isang bagong awit, siya’y papurihan,
Siya ay tawagin nang tayo’y tulungan.

Ako ay aawit ng bagong awitin,
Ikaw, Panginoong Diyos, aking pupurihin.
Sa taglay mong lakas, di kayang lupigin.

Bayaang maglingkod ang mga nilalang,
Silang sa utos mo’y nagtamo ng buhay
Nang ang ilong nila ay iyong hingahan.
Kaya naman lahat sa iyo’y gumagalang.

Pag ikaw’y lumapit, bundok, karagatan,
Pawang manginginig, hindi mapalagay,
Maging mga bato’y pawang natutunaw,
Ngunit sa sinumang masunuring tunay,
Ikaw’y nahahabag lubos nagmamahal.

*(Hindi dadasalin ang ‘Papuri sa Ama at…’)*

**Antipona 2:** Ikaw, O Diyos, ay pupurihin sa taglay mong lakas.

**Antipona 3:** Dakilain natin ang Diyos na kapiling sa pamamagitan ng mga papuring awitin.

**Salmo 47**

*(Ang Panginoong Hesus ang Hari ng lahat)*

Magdiwang ang lahat ng mga nilikha,
Pumalakpak kayong may awit at tuwa!
Bilang pagpupuri sa Diyos na Dakila!
Ang Diyos na PANGINOON, Kataastaasan,
Ay dakilang haring dapat katakutan;
Siya'y naghahari sa sangkatauhan.

Tayo'y pinagwagi sa lahat ng tao,
Sa lahat ng bansa'y namahala tayo;
Siya ang pumili ng ating tahanan,
Ang lupang minana ng mga hinirang.

Umakyat sa trono ang Panginoong Diyos,
Hatid ng trompetang malakas ang tunog;
Masayang sigawan ang ipinansuob.
Purihin ang Diyos, siya ay awitan,
Awitan ang hari, siya'y papurihan!

Ang Diyos, siyang hari ng lahat ng bansa,
Awita't purihin ng mga nilikha!
Maghahari siya sa lahat ng bansa,
Magmula sa tronong banal at dakila.

Sa mga hinirang ng Diyos ni Abraham,
Sasama ang madlang mga pamunuan
Ng lahat ng bansa sa sandaigdigan;
Ang mga sandata ng lahat ng kawal,
Lahat ay sa Diyos na hari ng tanan.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Dakilain natin ang Diyos na kapiling sa pamamagitan ng mga papuring awitin.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Tobit 4:15a,16a,18a,19)*

Anumang hindi mo gusto'y huwag mong gagawin sa iba. Ang nagugutom ay pakanin mo at ang walang maisuot ay bigyan mo ng damit. Humingi ka ng payo sa marunong. Magpuri kang lagi sa Panginoong Diyos at dumalangin na tuwirin ang iyong landas para magtagumpay ka sa iyong layunin.

## TUGUNAN

**O Diyos, akitin mo ang aking puso upang umayon sa iyong kalooban.**
— O Diyos, akitin mo ang aking puso upang umayon sa iyong kalooban.

**Akayin ang aking mga yapak na tumahak sa 'yong landas,**
— upang umayon sa iyong kalooban.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— O Diyos, akitin mo ang aking puso upang umayon sa iyong kalooban.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

**Antipona:** Ipakita sa amin ang iyong habag, Panginoon, at alalahanin ang iyong banal na tipan.

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Pasalamatan natin si Kristo at alayan siya ng patuloy na papuri dahil pinababanal niya tayo at tinatawag na kanyang mga kapatid.**

*Panginoon, tulungan mo kaming umunlad sa kabanalan.*

Iniaalay namin ang simula ng araw na ito sa karangalan ng iyong pagkabuhay,
— maging kalugud-lugod nawa sa iyo ang maghapong ito sa pamamagitan ng aming gawang kabanalan.

Bilang tanda ng iyong pag-ibig pinagbabago mo ang bawa't araw para sa aming kapakanan at kasiyahan,
— panibaguhin mo kaming lagi para sa iyong kadakilaan.

Tulungan mo kaming makilala ka sa katauhan ng aming kapwa,
— lalo na sa nagdurusa at mga dukha.

Kasama ng lahat, gawaran kaming mamuhay ngayon nang mapayapa,
— na hindi gumaganti ng masama sa masama.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,**
**dinggin mo ang aming pang-umagang panalangin.**
**Tulungan kaming tumahak sa 'yong liwanag**
**at mamuhay sa katotohanan.**
**Sa iyo, muli kaming isinilang**
**bilang mga anak ng kaliwanagan.**
**Kami nawa'y iyong maging saksi**
**kahit saan mang dako**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo,**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

**Panalangin sa Takipsilim**

## PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

## AWIT

Aming Amang Dakila, na sa mundo'y lumikha,
Kasaganaa'y dulot sa biyaya ng lupa,
Papuri ay tanggapin dahil sa pagpapala.
Ang buhay ay sagana sa iyong pagkalinga.

Anak ng D'yos at Tao, sa daigdig nabuhay,
Nagpakain sa gutom, madla ay tinulungan,
Ang pag-ibig mo nawa ay aming matagpuan,
Sa pagtulong sa kapwa, luha ay mapahiran.

O Espiritung Banal, liwanag ka at tanglaw,
Sa mga naghahanap ng landasin at gabay,
Sa 'min ay ituro mo, ang tamang kaisipan
Upang kami'y mamunga ng gawang kabutihan.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Ang Panginoon ang aking tanglaw at kanlungan, sino ang aking katatakutan?

**Salmo 27**

*(Katabi natin ang Diyos sa mga panganib)*

**I**

Tanglaw ko'y ang PANGINOON, aking kaligtasan,
Kaya walang takot ako kaninuman;
Sa mga panganib kanyang iingatan,
Kaya naman ako'y walang agam-agam.

Kung ang aking buhay ay pagtatangkaan,
Niyong masasama, sila'y mabubuwal;
Kahit salakayin ako ng kaaway,
Magtitiwala rin ako sa Maykapal.

Isang bagay lamang ang aking mithiin,
Isang bagay itong sa PANGINOON hiniling:
Ang ako'y lumagi sa banal na templo
Upang kagandahan niya'y mamasdan ko
At yaong patnubay niya ay matamo.

Iingatan ako kapag may bagabag,
Sa banal na templo'y iingatang ligtas;
Itataas niya sa batong matatag.
Ako'y magwawagi sa aking kaaway.

Sa templo'y may galak ako na sisigaw
Magpupuri akong may handog na taglay;
Sa PANGINOON sasamba't aking aawitan.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Ang Panginoon ang aking tanglaw at kanlungan, sino ang aking katatakutan?

**Antipona 2:** Inaasam kong makita ka, Panginoon; huwag kang tumalikod sa akin.

**II**

O Diyos, ako'y dinggin sa aking pagtawag,
Lingapin mo ako, sa aki'y mahabag.
Ang paanyaya mo'y, "Lumapit sa akin."

Huwag kang magkukubli't kita'y hahanapin!
H'wag kang magagalit, huwag mong itatakwil
Akong katulong mo at iyong alipin;

Tagapagligtas ko, h'wag akong lisanin!
Maiwan man ako ng aking magulang,
May Panginoon pa akong aasahan.

Sa dapat kong gawin, ako ay turuan,
Sa ligtas na landas ay doon samahan,
Pagkat naglipana ang aking kaaway.
Huwag akong bayaan sa mga kalaban,
Na kung lumulusob ang dalang sandata'y
Mga pagbabanta't kasinungalingan.

Ako'y nananalig na bago mamatay
Masasaksihan ko ang 'yong kabutihan
Na igagawad mo sa mga hinirang.
Sa Panginoong Diyos tayo'y magtiwala!
Ating patatagin ang paniniwala;
Tayo ay umasa sa kanyang kalinga!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Inaasam kong makita ka, Panginoon; huwag kang tumalikod sa akin.

**Antipona 3:** Siya ang panganay na Anak ng sangnilikha; upang sa lahat ng bagay, siya'y maging dakila.

**Awit: Colosas 1:12-20**

*(Si Kristo ang panganay na Anak ng sangnilikha at ng mga patay)*

Magpasalamat kayo sa Ama,
Sapagkat minarapat niyang ibilang kayo
Sa mga hinirang na magmamana ng kaharian ng kaliwanagan.

Iniligtas niya tayo
Sa kapangyarihan ng kadiliman
At inilipat sa kaharian ng kanyang minamahal na Anak.
Sa pamamagitan ng Anak, tayo'y pinalaya
At pinatawad sa ating mga kasalanan.

Si Kristo ang larawan ng Diyos na di-nakikita,
At siyang may kapangyarihan sa lahat ng nilikha.
Sapagkat ang lahat ng nasa langit at nasa lupa,
Nakikita man o hindi;

Pati ang mga naghahari at namamahala,
Mga namumuno at may kapangyarihang espirituwal
Ay pawang nilikha ng Diyos
Sa pamamagitan niya at para sa kanya.
Siya'y una sa lahat, at sa kanya nasasalalay
Ang kaayusan ng lahat ng bagay.

Siya ang ulo ng simbahan na kanyang katawan.
Siya ang Una, ang panganay na Anak —
Ang unang nabuhay na muli
Upang siya ang maging pinakadakila sa lahat ng bagay.

Ipinasiya ng Diyos na ang kanyang kalikasan
Ay manatili rin sa Anak,
At inibig niyang ang sandaigdigan ay makipagkasundo sa kanya
sa pamamagitan ng Anak.
Sa pamamagitan ng pagkamatay nito sa krus,
Nagkasundo nga ang Diyos at ang lahat ng nilikha
Sa langit at sa lupa.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Siya ang panganay na Anak ng sangnilikha; upang sa lahat ng bagay, siya'y maging dakila.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Santiago 1:19-25)*

Tandaan ninyo ito, mga kapatid kong minamahal: matuto kayong makinig, dahan-dahan sa pagsasalita, at huwag agad magagalit. Sapagkat ang galit ay di nakatutulong sa tao upang maging matuwid sa paningin ng Diyos. Kaya't talikdan ninyo ang inyong maruruming gawa at alisin ang masasamang asal, at buong pagpapakumbabang tanggapin ang salita ng Diyos na natanim sa inyong puso. Ito ang makapagliligtas sa inyo.

Mamuhay kayo ayon sa salita ng Diyos. Kung ito'y pinakikinggan lamang ninyo ngunit hindi isinasagawa, dinadaya ninyo ang inyong sarili. Sapagkat ang nakikinig lamang ng salita at hindi nagsasagawa nito ay katulad ng isang taong humarap sa salamin at umalis matapos makita ang sarili. Agad nalilimutan ang kanyang ayos. Ngunit ang nagsasaliksik at patuloy na nagsasagawa ng kautusang sakdal at nagpapalaya sa tao — at hindi isang tagapakinig lamang na pagkatapos ay nakalilimot — ang taong iyan ang pagpapalain ng Diyos sa lahat niyang gawain.

## TUGUNAN

**Angkinin akong muli, Panginoon, at sa aki'y maawa.**
— Angkinin akong muli, Panginoon, at sa aki'y maawa.

**Huwag akong itakwil kasama ng masasama,**
**— a**t sa aki'y maawa.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Angkinin akong muli, Panginoon, at sa aki'y maawa.

## PAPURING AWIT NI MARIA

**Antipona:** Gumawa sa akin ng mga dakilang bagay ang Makapangyarihan, at Banal ang kanyang pangalan.

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.
Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Sa lahat ng ating ginagawa papurihan ang ngalan ng Panginoon sapagkat iniingatan niya ang kanyang sambayanan ng pag-ibig niyang walang hangganan. Idalangin natin:**

*Panginoon, ipadama sa amin ang iyong pagmamahal.*

Panginoon, alalahanin mo ang iyong Simbahan,
— iadya mo kami sa masasama at paunlarin sa iyong pagmamahal.

Kilalanin ka nawa ng lahat ng bansa, bilang iisang Diyos na totoo,
— at si Hesus na iyong Anak, bilang Mesiyas na isinugo mo.

Gawaran ang aming mga kapwa-tao ng kasaganaan,
— pagkalooban sila ng buhay at ligayang walang hanggan.

Damayan ang mga binabagabag ng mabibigat na gawain at pang-araw-araw na pasanin,
— panatilihin ang dangal ng manggagawa.

Buksan ang pintuan ng iyong awa sa mga yumao sa araw na ito,
— at tanggapin sila sa kaharian mo.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,
tunghayan mo kami sa gabi at araw.
Sa gitna ng mga pagbabago sa buhay,
palakasin mo kami at patatagin
ng iyong di-nagbabagong pagmamahal.
Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo,
kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.
Amen.**




## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalanging sa Gabi

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Papuri sa iyo, O Diyos naming dakila,
Sa lahat ng mga kaloob na pagpapala.
O Hari ng mga hari, kami'y ingatan mo,
Sa ilalim ng bagwis, di kami maglililo.

Patawarin kami sa 'ming mga kasalanan
Anuman ang maling kami ang may kagagawan.
Bigyan kaming lahat ng iyong kapayapaan
Upang sa paggising, ikaw ay mapaglingkuran.

**Antipona 1:** Panginoong Diyos, ikaw nawa ang aking maging tanggulan at lakas.

**Salmo 31:1-6**

*(Mapagtiwalang Panalangin sa panahon ng kaguluhan)*

Sa iyo, O PANGINOON, ako'y lumalapit
Upang ingatan mo, nang hindi malupig;
Ang aking dalanging laging sinasambit:
"Iligtas mo ako, O Diyos na matuwid."

Sagipin mo ako, ako ay pakinggan!
Tanging kublihan ko, ako ay ingatan;
Tagapagtanggol ko't aking kaligtasan.
Tagapagtanggol ko at aking kanlungan,
Ayon sa sabi mo, ako'y patnubayan.

O aking patnubay, ako ay iligtas,
Sa patibong nila at umang na bitag;
Kupkupin mo ako at iyong ingatan,
Ang pagliligtas mo sa aki'y pakamtan;
Ikaw ang aking Diyos, na tapat at tunay.

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona 1:** Panginoong Diyos, ikaw nawa ang aking maging tanggulan at lakas.

**Antipona 2:** Sa gitna ng paghihirap, sa iyo, Panginoon, ako ay tumatawag.

**Salmo 130**

*(Isang Panawagan mula sa paghihirap)*

Sa gitna ng paghihirap, tinawag ko'y PANGINOON.
Kaya, PANGINOON, ako'y dinggin pagka ako'y tumataghoy,
Dinggin mo ang pagtawag ko't paghingi ng iyong tulong.

Kung ikaw ay may talaan nitong aming kasalanan,
Lahat kami ay tatanggap ng hatol mong nakalaan.
Ngunit iyong pinatawad, kasalanan ay nilimot,
Pinatawad mo nga kami upang sa 'yo ay matakot.

Sabik akong naghihintay sa tulong mo, PANGINOON,
Pagkat ako'y may tiwala sa pangako mong pagtulong.
Yaring aking pananabik, PANGINOON, ay higit pa
Sa serenong naghihintay ng pagsapit ng umaga.

Magtiwala ka, Israel, magtiwala sa iyong Diyos,
Matatag at di kukupas ang pag-ibig niyang dulot,
Lagi siyang nahahandang sa sinuman ay tumubos.
Ililigtas ang Israel, yaong kanyang mga hirang,
Ililigtas niya sila sa kanilang kasalanan.

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona 2:** Sa gitna ng paghihirap, sa iyo, Panginoon, ako ay tumatawag.

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Efeso 4:26-27)*

Kung magagalit man kayo, iwasan ninyong kayo'y magkasala. Agad ninyong pawiin sa kalooban ang galit. Huwag ninyong bigyan ng pagkakataon ang diyablo.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

**Antipona:** Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoon Hesukristo,**
**ang mga alagad mo'y iyong pinagkalooban**
**ng isang halimbawa ng kababaang-loob**
**at kahinahunan, isang gampaning madali,**
**isang pasaning magaan.**
**Tanggapin ang mga panalangin at ginawa**
**sa araw na ito at bigyan kami ng pamamahinga**
**na magpapalakas sa amin upang makapaglingkod**
**kami nang higit na matapat sa iyo.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan**
**ni Kristong aming Panginoon.**
Amen.

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay.
Amen.